# 50 DAHILAN para ipagdiwang ang 50 TAON NG NDFP




## 14 Ipinatatagos ang pambansa demokratikong panawagan ng sambayanang Pilipino sa lahat ng daluyan. Minamaksimisa ang makabagong teknolohiya gaya ng internet para abutin ang nakararaming inaaping mamamayan.

### Like, Share, Revolt

*ni Ka Khobar*

*Pebrero 7, 2023*

Namulat ako sa social media
Sa mga katagang `racial profiling,´ `gender inequality´
Mga diskursong banyaga
Sa facebook, instagram at twitter
Hanggang nag-post ng "tulungan niyo akong makauwi"
Ang kapitbahay naming domestic helper
#StopAsianHate

Namulat ako sa pagpanaw ng aming inay
Sa kakapusang-palad ng aming tatay
Isang dekadang dugo't pawis sa Middle East
Ngunit dahil may krisis sa langis
Sa trabaho, siya'y inalis
Maging ang isang taon ko sa kolehiyo,
Naging tatlong taong "Thank you for calling."
"Can I have your name, please?"
#SahodItaasPresyoIbaba

Namulat ako sa mga balitang
"Patay na ang lolo mo. Binaril ng mga pulis."
Kabilang pala siya sa mga tinugis
Sa giyera-kontra-drogang madungis
Nagsimula akong magsalita
Nanawagan ng hustisya
Kahit tugon nila'y "NPA ka!" at "Komunista!"
#JunkTerrorLaw

Namulat ako sa bago kong nabatid na mga salitang
Imperialism, Feudalism, Bureaucrat capitalism
Ugat ng racism, colonialism, sexism
Dala ng ahitasyon
Itinigil ko ang pagiging corporate slave
At nakipamuhay sa mga maralitang mawawasak ang tirahan
Sa piket ng mga manggagawa na `di nakikinabang
Sa mga magsasakang inaagawan ng lupang pinaghirapan
#IPBKIbagsak

At ngayong nakita ko na ang pangangailangan
Gagap na kung bakit ang tunguhin ay sa kanayunan
Namulat ako sa social media
Pero nasa kongkretong kalagayan ang kasagutan
Hindi mawawasak ng kahit anong hashtag o diskurso lamang
Ang tanikala na sumusupil sa bawat paglaban
#JoinTheNPA